# Ang Bestiyaryo o Kawan Ni Orfeo: Isang Salin

***Camillo Nogoy***
*Unibersidad ng Pilipinas Diliman*
*csnogoy@up.edu.ph*

## ABSTRAK

Ang akda ay isang pagsasalin sa Filipino ng *Le Bestiaire ou Cortège d'Orphée* ng manunulat na Pranses na si Guillaume Apollinaire. May kasama itong Tala ng Tagasalin kung saan mababasa ang konteksto at paliwanag ng ginawang salin pati ang halaga nito sa disiplina ng Araling Salin. Layon ng salin na makadagdag sa maikling listahan ng mga akdang Pranses na isinalin sa Filipino. Pinanatili ng pamamaraan ng pagsasalin, ayon sa batayan at mga pamamaraan ng pagsasalin ng mga linggwistang Jean-Paul Vinay at Jean Darbelnet, ang likas na pagiging liriko ng orihinal at ang paggamit nito ng quatrain o bersong binubuo ng apat na linyang may tugmaan.

## ABSTRACT

The work is a Filipino translation of *Le Bestiaire ou Cortège d'Orphée* by the French writer Guillaume Apollinaire. Included is a Translator's Note indicating the background of the translation as well as its significance to the discipline of Translation Studies. The translation aims to add to the short list of French texts translated in Filipino. The method

of translation, based on the translation principles and strategies of linguists Jean-Paul Vinay and Jean Darbelnet, preserves the lyrical nature of the original work and its use of the quatrain, a verse composed of four lines that rhyme.

## Tala ng Tagasalin

Ang *Le Bestiaire ou Cortège d'Orphée* ay isang koleksiyon ng mga tula na inilathala noong 1911 sa Paris. Binubuo ito ng apat na bahagi, batay sa uri ng hayop na paksa ng tula: nasa lupa, mga kulisap, nasa tubig, at mga lumilipad. Pinapakilala ang bawat bahagi ng isang tulang may kinalaman kay Orfeo (Orphée or Orpheus sa Ingles), isang makata, musikero, at propeta sa alamat ng mga Griyego. Anak siya ni Oeagrus, hari ng lupaing Thrace, at ng musang si Calliope. Sinasabing siya ang pinakamagaling na makata at musikero sa lahat. Dagdag dito, ganap niyang natutuhan ang pagtugtog ng lira at ang diyos na si Apollo mismo raw ang nagturo sa kanya nito[1].

Likha ang *Le Bestiaire* ng makatang si Guillaume Apollinaire (Guillelmus Apollinaris de Kostrowitzki ang totoong pangalan). Ipinanganak si Apollinaire noong ika-26 ng Agosto 1880 sa Italya. Anak siya ng isang Poloneya at ng isang Italyano na parehong mataas ang estado sa lipunan. Sa Paris, palaging nakikita si Apollinaire sa mga *café* kung saan naglalagi ang mga taong mahilig sa panitikan. Naging kaibigan din siya ng ilang artista tulad ng pintor na si Pablo Picasso na siyang nagbigay sa kaniya ng inspirasyon para gawin ang *Le Bestiaire* sa pamamagitan ng mga ukit ng hayop, at Raoul Dufy na naging katuwang niya sa paglikha ng *Le Bestiaire*[2]. Kasama ang ibang manunulat, naging kasapi si Apollinaire ng mga *avant-garde*, isang kilusang nabuo bilang reaksiyon sa positibismo na siyang namamayaning kaisipan sa Pransiya noong mga unang bahagi ng ika-20 siglo, partikular sa pagtuon nito sa rasyonalismo o sa paniniwalang nakabatay ang lahat ng kaalaman sa natural na penomenong pinapatunayan ng agham[3]. Para sa mga *avant-garde*, dapat bigyang-pansin ang bahagi ng tao na emosyonal o irasyonal dahil dito nakaugat o nakabatay ang pagiging malikhain.

Ang kaisipang *avant-garde* ang nagbunsod kay Apollinaire na sumubok ng mga pamamaraan at mga bagong idea para sa kaniyang mga tula. Isang produkto ng ganitong pagsubok ang *Le Bestiaire*; makikita sa akdang ito ang pambihirang pagsasanib ng dalawang uri ng sining— ng tula at ng larawan. Sa naturang koleksiyon ng tula, hindi basta palamuti sa mga salita ang mga dibuho ni Raoul Dufy. Ang disenyo ng mga ito ang siyang nagtatagni sa mga tulang tila may iba't ibang paksa — kalungkutan, pagsulat,

takot sa pag-ibig, at iba pa. Kinokompleto ng mga obra ang mga berso sa tulong ng mga detalyeng dito lang makikita at wala sa mga salita. Sinasabing pinangarap ni Apollinaire ang ganitong akda kung saan nagsasanib ang salita at ang larawan. Sa katunayan, sa palitan ng mga sulat ng makata at pintor, hindi basta hinayaan ni Apollinaire si Dufy sa paggawa ng mga larawan; nagbibigay siya ng mga rekomendasyon sa magiging itsura ng mga ito at tumalima naman si Dufy sa mga kagustuhan ng manunulat[4].

Nais din ni Apollinaire na mamangha ang babasa ng *Le Bestiaire*, isang pagkamanghang bunsod ng isa pang pagsasanib na naganap sa akda, sa pagitan ng sinauna at ng moderno. Naging punla ng *Le Bestiaire ou Cortège d'Orphée* ang isa pang *bestiaire* na likha ni Apollinaire, ang *Le Bestiaire Mondain*; nagmula sa *Le Bestiaire Mondain* ang 18 sa 30 tulang nasa *Cortège d'Orphée*. Inilathala ito sa *La Phalange*, isang pampanitikang dyornal, noong 1908[5]. Sa akdang ito, ipinapakilala ang mga hayop ng *la marchande*, ng babaeng tindera o mangangalakal, ng isang taong karaniwang nakikita sa kalye noong mga panahong iyon. Sa *Le Bestiaire ou Cortège d'Orphée*, pinalitan ang tindera ni Orfeo, isang tauhan mula sa alamat ng sinaunang kultura ng mga Griyego. Dahil sa pagpapalit na ito, sumanib ang karaniwan at modernong (noong mga panahong iyon) gawain ng pagpapakita o paglalako ng mga hayop sa isang dating kulturang tinitingala (sa Kanluran). Sinasabi pa nga na sa pamamagitan ng pagpalit ni Orfeo sa tindera, naiangat ni Apollinaire ang antas ng kaniyang akda[6]. Maaari ding sabihin, gamit ang ibang punto-de-bista, na inilapit o ibinaba ng *Le Bestiaire* ang isang kulturang nakatataas, sa mundo ng karaniwan o ordinaryo.

Hindi lamang si Apollinaire ang sumusulat ng *bestiaire*. Gitnang Panahon pa lamang sa Europa ay may mga ganito nang akda. Ang *bestiaire* ay koleksiyon ng mga kuwentong nakaugat sa paglalarawan ng mga katangian ng isang hayop, halaman, o bato. Naglalaman ang mga kuwento ng mga alegoryang Kristiyano at ginagamit ang mga ito sa pagtuturo ng relihiyon at sa pangangaral[7]. Maihahalintulad ito marahil sa mga kuwentong-bayan sa Pilipinas na tinatawag na pabula, mga kuwentong nagtatampok ng mga hayop at may layon ding mangaral. Bagaman may alegorya rin sa akda ni Apollinaire — may pagtukoy sa langit, mga anghel, at kay Hesus — hindi nakatuon ang *Le Bestiaire* sa pangangaral. Pangunahing layunin ng akda ang maging isang kamangha-manghang obrang pupukaw sa

mambabasa nito. Ika nga mismo ni Apollinaire sa isang talang kasama ng akda, "J'émerveille," o sa Filipino "Ako'y magpapamangha." At pamamanghain niya ang mga akda sa pamamagitan ng kakaibang sining sa pagtula.

Bahagi ng sining ng akdang *Le Bestiaire* ni Apollinaire ang pagiging liriko ng mga tula. Tumutukoy ang pagiging liriko sa pagpapahayag ng emosyon ng manunulat sa paraang maikli at gamit ang mga saknong. Sa akda ni Apollinaire, *quatrain* ang ginamit sa halos lahat ng tula, kung saan may apat na linya ang isang saknong. Ang iilang hindi gumamit ng *quatrain*, partikular ang mga tulang may kinalaman kay Orfeo, ay maiksi pa rin. Dagdag dito, may mga tugmaan ang mga linya, AABB o ABAB. Makikita ang tugmaang AABB halimbawa sa tulang "Le Cheval:"

Mes durs rêves formels sauront te chevaucher, (A)
Mon destin au char d'or sera ton beau cocher (A)
Qui pour rênes tiendra tendus à frénésie, (B)
Mes vers, les parangons de toute poésie. (B)

Makikita sa siniping tula na may tugmaan ang una at pangalawang mga linya (AA), at ang pangatlo at huli (BB). Halimbawa naman ng tulang may tugmang ABAB ang "Le Lapin" kung saan mababasa na katugma ng unang linya ang pangatlo, at katugma ng pangalawa ang huling linya:

Je connais un autre connin (A)
Que tout vivant je voudrais prendre. (B)
Sa garenne est parmi le thym (A)
Des vallons du pays de Tendre. (B)

Ang mga ito, ang paggamit ng *quatrain* at pagkakaroon ng tugmaan, ang siyang pananatilihin sa salin ng akda. Subalit, hindi susundin at ipipilit ang tugmaang nakatakda sa bawat tula sa orihinal sa wikang Pranses**.** May mga tugmaang ABAB halimbawa na maging AAAA sa salin. Sa pagpupumilit kasi, maaaring masakripisyo ang ganda at aliw ng pagpapahayag ng mga tula. Ang mahalaga, mananatiling liriko ang salin.

Ang teorya ng pagsasalin ng mga linggwistang sina Jean-Paul Vinay at Jean Darbelnet ang ginawang gabay sa pagsasalin ng mga tula, teoryang mababasa sa kanilang akdang *Comparative Stylistics of French and English*. Ayon sa dalawa, nagaganap ang pagsasalin sa pamamagitan ng paglilipat ng mensahe o kahulugan mula sa Simulaang Wika (SW) nang hindi pinupuwersa ang mga pamamaraang magagamit sa Tunguhang Wika (TW). Ang hindi pagpuwersang ito ang naisip habang isinasalin ang mga tula. Tulad nang nabanggit, hindi isasakripisyo ang ganda at aliw ng pagpapahayag ng tula sa pamamagitan ng pagpupumilit na kopyahin ang lahat ng tugmaan ng orihinal. Ang pagiging liriko ang isa sa mga katangian ng akda ni Apollinaire at dapat itong panatilihin, ngunit hindi dapat nagiging asiwa ang paggamit ng Filipino, ang TW, sa ganitong pagpapanatili.

Ang teorya at kahulugan ng pagsasalin ayon kina Vinay at Darbelnet ang siyang batayan ng dalawang estratehiya ng pagsasaling tampok sa *Comparative Stylistics of French and English*, mga estratehiyang ginamit sa pagsasalin ng *Le Bestiaire*: ang pagsasaling tuwiran o *direct translation* at ang pagsasaling di-tuwiran o *oblique translation*. May tatlong pamamaraan ng pagsasalin sa unang estratehiya:

1. Pagsasaling literal o tuwirang paglilipat mula sa orihinal sa paraang wasto at idyomatiko.

2. Panghihiram o borrowing

3. Calque o isang paraan ng panghihiram na inaangkat ang syntagma o ang porma ng pagpapahayag ng orihinal at literal na isinasalin ang mga bahagi nito.

Mayroon namang apat na pamamaraan sa pagsasaling di-tuwiran:

1. Transposisyon o ang paggamit ng ibang bahagi ng pananalita sa TW para isalin ang orihinal. Halimbawa, ang pagsasalin ng pandiwa gamit ang isang pangngalan.

2. Modulasyon o ang pagsasalin ng isang aspekto ng mensahe na nagreresulta sa pagbabago ng punto-de-bista.

3. Tumbasan o *equivalence* na tumutukoy sa iisa at parehong sitwasyon ang tinutukoy ng orihinal at salin na may magkaibang estruktura at estilo ng pagpapahayag.

4. Adaptasyon o paglikha ng katumbas o bagong sitwasyon sa salin dahil ang sitwasyong tinutukoy sa mensahe ng orihinal ay hindi kilala sa kulturang kinabibilangan ng wikang gamit sa salin.

Ang mga naturang pamamaraang nakapaloob sa dalawang estratehiya sa pagsasalin nina Vnay at Darbelnet ang siyang ginamit upang isakatuparan ang layuning panatilihing liriko at nakakaaliw ang akda. Halimbawa, may tugmaang ABAB sa salin ng orihinal na tulang "La Tortue" na AABB naman ang tugmaan. Bilang halimbawa naman ng paggamit ng pagsasaling tuwiran ang panghihiram mula sa orihinal ng pangalan ng sinaunang lugar na Thrace para sa salin, na may kasamang talababa para magbigay impormasyon sa mambabasa. Isang halimbawa naman ng pamamaraan ng di-tuwirang pagsasalin ang paggamit ng modulasyon para isalin ang pangalan ng lugar na Tendre ng tulang "Le Lapin." Sa naging salin, "lupaing gawa-gawa" ang ginamit, isang galaw ng modulasyon mula sa partikular na pangalang Tendre tungo sa isang pangkalahatang pagtukoy bilang kathang-isip na lupain.

Ang saling ito ng *Le Bestiaire* ay magiging ambag sa maikling listahan ng mga akdang Pranses na isinalin sa Filipino. Kung iisa-isahin ang mahigit 100 pahina ng bibliograpiyang *Apat na Siglo ng Pagsasalin* ng guro at iskolar na si Dr. Lilia Antonio, malalaman na 26 lamang ang bilang ng mga akdang Pranses na isinalin sa Filipino mula 1593 hanggang 1998. Sa bilang na ito, walang may malinaw na indikasyon kung Pranses nga ang wika ng orihinal na akdang isinalin dahil maaaring salin ng salin ng akdang Pranses ang naisalin sa Filipino. Sa lahat ng mga tala, na kinabibilangan ng mga akdang pampanitikan tulad ng nobela, maikling kuwento, at dula, isa lamang ang maaaring pag-isipan na Pranses nga ang wika: ang *Santa Teresita del Niño Jesus, Ang Kanyang Buhay Nang Siya'y Mamatay* ni E.T. Gutierrez. Ayon sa bibliograpiya, isinalin ang naturang akda sa "Filipino batay sa huling limbag sa wikang Pranses." Hindi tulad ng ibang dayuhang akdang may malinaw na indikasyong "isinalin mula sa Kastila/Aleman," hindi malinaw o sigurado kung nasa Pranses ang akdang isinalin mismo ni Gutierrez.

Batay naman sa listahan ni Dr. Nilo Ocampo ng Unibersidad ng Pilipinas (UP), may siyam na akdang Pranses ang isinalin sa Filipino mula taong 2000 hanggang 2020. Apat rito ay nalathala sa mga dyornal ng nasabing pamantasan, tesis naman para sa araling gradwado ang isa. Ipinamamalagay na kulang ang listahang ito dahil may ilan pang tesis para sa kursong MA French ng UP Diliman ang hindi kasama sa listahan, marahil dahil nadamay ang mga ito sa pagkasunog ng Faculty Center noong 2016. Kung susumahin, masasabing maikli pa rin ang listahan ng mga salin mula sa Pranses kung ihahambing sa mga salin mula Kastila o Ingles.

Hindi na marahil nakagugulat ang maikling listahan ng mga akdang Pranses na isinalin sa Filipino. Hindi kasi naging mananakop ng Pilipinas ang mga Pranses at kung gayon, hindi sila nagkaroon ng pagkakataon at kapangyarihan na ipalaganap ang kanilang wika sa bansa. Dahil wala sila sa poder, hindi naging wika ng pamahalaan at kultura ang Pranses sa Pilipinas. Bagaman may mga nakakasalamuha nang mga Pranses noon pa, lalo na't Pransiya ang unang bansang nagkaroon ng konsulado sa Pilipinas[8], hindi sapat ang kanilang impluwensiya para ikalat ang wikang Pranses.

Sa pagdagdag sa listahan ng mga akdang Pranses na isinalin sa Filipino, dadami ang sulating Filipino na maaaring pag-aralan at pagsimulan ng bagong pagsulat o pagtula (bakit hindi gumawa ng sariling *bestiaire* ang mga Pilipino?). Bukod dito, sa pamamagitan ng pagsasalin at isa na namang paggamit ng sariling wika, lalong napapalabas ang kakayahan at mga posibilidad ng Filipino.

Maliban sa pagiging dagdag sa listahan ng mga akdang Pranses na isinalin sa Filipino, magiging mahalaga ang ambag ng salin ng *Le Bestiaire* sa panitikang Filipino at sa pag-aaral dito. Una, magbubukas ito ng pinto para sa pag-aaral ng isang akdang maaaring hindi kilala ng maraming Pilipinong iskolar. Sa katunayan, hindi nga mainit ang naging pagtanggap sa *Le Bestiaire* ng mismong mga iskolar ng mga akda ni Apollinaire at hindi masyadong pinag-aaralan ang akda. May nagsabi pa nga na ang akda ay isa lamang *divertissement* o pang-aliw. Dagdag dito, 50 lamang sa 120 kopyang nilimbag ang naibenta[9]. Kaya naman, maaaring makapukaw ang salin ng interes ng mga iskolar ng panitikan na pag-aralan ang *Le Bestiaire* at, di kalaunan, ang ibang gawa ni Apollinaire, partikular ang aspektong estetiko nito, kung paano nito pinagsama ang mga sining ng tula at larawan.

Maaari ding buksan ng salin ng *Le Bestiaire* ang pinto para sa Araling Salin na tingnan ang posibilidad o pagbubuo ng konsepto ng pagsasaling biswal o pagsasalin sa pagitan ng mga dibuho o larawan. Tulad ng nabanggit, hindi lamang basta palamuti ang mga larawang kasama sa akda ni Apollinaire. Kinokompleto nila ang diwa ng bawat tula. Kung gayon, dapat din [marahil] isalin ang mga dibuho ni Dufy na siyang ginamit sa akda (bagay na hindi ginawa sa pagsasaling naganap sa artikulong ito), at ang gawaing ito ang siyang maaaring lunsaran o simula ng pagsasaling biswal: posible ba ang pagsasalin sa pagitan ng mga larawan o likhang biswal? Kung oo, paano ito isasakatuparan? Kokopyahin na lang ba nang eksakto ang orihinal na gawa ni Dufy, o maaari o dapat bang iangkop ng artistang biswal sa kultura ng mambabasa ang saling Filipino ng tula? Sinasabing wika rin ang isang obra ng sining tulad ng dibuho, wikang may lulang kahulugan[10], at sa larangan ng wika nagaganap ang pagsasalin. Samakatwid, may posibilidad na mabuo ang konsepto at larangan ng pagsasaling biswal. Ang ganitong posibilidad ang magbibigay pagkakataon sa larangan ng sining na makilahok sa gawain ng pagsasalin. Magiging isang paksang interesante rin sa mga mag-aaral ng Araling Salin ang pagguhit bilang pamamaraan ng pagsasalin. (Halimbawa, ang pagturing sa pagguhit bilang paraan ng interlingual translation, o marahil intralingual?[11]).Magiging dagdag ang maaaring maisip na [mga] paksa, maliban sa isinaling akda mismo, sa mga datos na siyang magiging batayan ng pagbuo ng isang teoryang pampagsasalin.

Hindi maipagkakaila ang ganda at maaaring maging halaga ng *Le Bestiaire* sa panitikan at Araling Salin. Kaya naman, hindi kalabisang sabihin na hindi basta pang-aliw ang salin ng akdang ito ni Apollinaire, bagkus isang bagay na makabuluhan. At tulad ng pangangahas ni Apollinaire na gumamit ng mga makabagong pamamaraan at idea sa pagtula, dapat ding mangahas ang pagsasaling Filipino na sumubok ng isang wikang hindi karaniwang naisasalin at ng isang akdang hindi madalas makatagpo.

Tunguhang mambabasa ng saling ito ang mga mag-aaral o iskolar ng panitikan, silang madalas makabasa at makasalamuha ng mga tulang likha ng iba't ibang tao mula sa iba't ibang bahagi ng mundo. Tunguhang mambabasa rin ang mga tagasaling Filipino, lalo na ang mga nagsasalin mula sa wikang Pranses. Ngunitm bukas ang saling ginagawa sa kung sinumang gusto makabasa ng nakakaaliw na lirikong tula at makaramdam

ng pagkamangha, bagay na siyang gustong pukawin ni Guillaume Apollinaire, sa tulong ni Raoul Dufy, sa pamamagitan ng kaniyang natatanging akda.

## Ang Bestiyaryo o Kawan ni Orfeo

**Orfeo (I)**

Inyong hangaan ang kakayahang di-pangkaraniwan
At ang kadakilaan ng angkan:
Siya ang tinig na sa liwanag ay ipinamamalita
At ang tinutukoy ni Hermes Trismegistus sa Poimandres, na kaniyang akda.

**Ang Pawikan**

Mula sa mahiwagang Thrace[12], o anong pagkabaliw!
Ang mga daliri kong sanay, tinutugtog ang lira.
Dumadaan ang mga hayop dito sa saliw
Ng aking pawikan, ng aking mga kanta.

**Ang Kabayo**

Matututuhan kang sakyan ng mga pangarap kong mabagsik at tahasan
Ihahatid ka ng kapalaran kong animo'y kalesang ginintuan
Mga pinaigting na renda ang dito'y hihila
Na siya rin aking mga berso, mga huwaran ng lahat ng tula.

**Ang Kambing Mula sa Tibet**

Ang mga balahibo nitong kambing at kahit
Yaong gawa sa ginto na pinaghirapang kunin
Ni Jason, ay hindi makahihigit
Sa buhok na bumighani sa akin.

**Ang Ahas**

Ipagtulakan ang sarili sa kagandahan
At ang mga kababaihan
Naging biktima ng iyong kalupitan
Eba, Eurydice, at Cleopatra;
At may alam akong tatlo at apat pa.

**Ang Pusa**

Ang nais ko sa aking tahanan
Isang babaeng may sariling pangangatwiran,
Isang pusang sa mga aklat ay dumadaan,
Mga kaibigan magpakailanman
Ang pagkawala nila, dulot ay aking kamatayan.

**Ang Leon**

O leon, isang hamak na larawan
Ng mga kahariang kalunos-lunos na nagbagsakan
Mulat ka na lamang ngayon sa loob ng kulungan
Sa Hamburg, sa bayan ng mga Aleman.

**Ang Liyebre**

Huwag maging mahalay at maligalig
Tulad ng liyebre at ng umiibig
Subalit, ang iyong isipan nawa'y maging katulad parati
Ng isang usang buntis na naglilihi.

**Ang Kuneho**

May alam akong ibang kuneho
Ang makuha itong buhay ang siyang nais ko
Nasa gitna ng mga tim ang kanyang lungga
Sa gitna ng mga libis, ng isang lupaing gawa-gawa.

**Ang Kamelyo**

Kasama ang kanyang apat na kamelyo
Si Don Pedro ng Alfarrobeira
Nilibot ang mundo at dito'y humanga
Nagawa niya iyong gusto ko
Kung mayroon lang akong apat na kamelyo.

**Ang Daga**

Mga maliligayang araw, mga daga ng panahon,
Unti-unti niyong nginangatngat ang buhay ko.
Diyos ko! Gulang ko'y magiging dalawampu't walong taon!
Taong mga sinayang, ayon sa aking gusto.

**Ang Elepante**

Tulad ng isang elepanteng may garing
May isang mahalagang pag-aari sa aking bibig
Patay na suso! Bibilhin ko ang karangalang angkin
Kapalit ng mga salitang puno ng himig.

**Orfeo II**

Masdan itong nakakadiring grupo
Na may isang libong paa, isang daang mata:
Mga rotifer[13], tungaw, insekto
At mga mikrobyong mas kahanga-hanga
Kaysa sa pitong kamangha-manghang mga lugar sa mundo,
At sa pag-aari ni Rosemonde na palasyo.

**Ang Higad**

Sipag ang nagdadala ng yaman
Mga pobreng makata, tayo'y magsipag!
Ang higad, dahil sa tiyagang walang kapaguran
Naging paruparong namamayagpag.

**Ang Langaw**

May alam ang ating mga langaw na mga kanta
Na natutuhan nila sa Norwega[14]
Mga langaw na espiritung masasama
Sa niyebe, sila ang sinasamba.

**Ang Garapata**

Mga garapata, mga kaibigan, kahit mga kalaguyo pa,
Iyong mga nagmamahal sa atin, o kay lupit nila!
Dumadaloy para sa kanila ang lahat ng ating dugo,
Sawimpalad ang mga minamahal nang buong puso.

**Ang Balang**

Heto ang marikit na balang
Ang pagkain ni San Juan
Maaaring maging tulad nito ang aking mga berso
Ang luho ng mga pinakamahusay na tao.

**Orfeo III**

Nawa ang iyong puso'y maging pain, kalangitan, at languyan!
Sapagkat, ginoong mangingisda, anong isdang tabang o kahit galing sa karagatan,
Ang papantay, sa itsura at sa lasa,
Dito sa maganda't banal na isdang si Hesus, aking tagapag-adya?

**Ang Lumba-Lumba**

Mga lumba-lumba, kayo'y naglalaro sa dagat
Ngunit ang alon ay parating galit
Paminsan-minsan ba, ligaya ko'y sumasambulat?
Ang buhay ay nananatiling malupit.

**Ang Pugita**

Pinupulandit ang kanyang tinta sa kalangitan,
Sinisipsip ang dugo ng kanyang sinisinta.
At dito siya'y nasasarapan,
Itong walang awang halimaw, na ako rin pala.

**Ang Dikya**

Mga dikya, mga ulong hindi pinagpala
Na may mga buhok na kulay lila.
Nagsasaya kayo tuwing may bagyo,
At natutuwa ako habang ginagawa niyo ito.

**Ang Ulang**

Pag-aalinlangan, o aking kasiyahan
Ikaw at ako, tayo'y lalayas
Tulad ng mga ulang na lumilisan
Nang paatras, nang paatras.

**Ang Karpa**

Sa inyong mga palaisdaan sa inyong mga lawa
Nawa'y mabuhay nang matagal kayong mga karpa
Nalimutan na ba kayo ng kamatayan,
Mga isda ng kalungkutan.

**Orfeo IV**

Ang babaeng ibong sa dagat may pugad
Ang Pag-ibig, mga sirenang lumilipad.
Batid nila ang mga nakamamatay na kanta
Mapanganib at walang awa.
Huwag pakinggan itong mga sinumpang pipit,
Bagkus ang mga Anghel mula sa langit.

**Mga Sirena**

Batid ko ba, mga Sirena, kung saan mula ang pagkabagot niyo,
Tuwing kayo'y tumataghoy sa gabi, habang nasa malayo?
Dagat, ako'y tulad mo, puno ng mga likhang tinig,
At tinatawag ang mga taon ng mga barko kong may himig.

**Ang Kalapati**

Kalapati, pag-ibig at espiritu,
Na siyang lumikha kay HesuKristo.
Tulad mo, may mahal akong isang Maria,
At siya ang aking asawa.

**Ang Paboreal**

Itong ibon, habang ang buntot ay binubuka,
Na ang mga balahibo ay abot sa lupa,
Ay mukha pa ring mas maganda
Bagaman puwit ang pinapakita.

**Ang Kuwago**

Ang kawawa kong puso'y isang kuwago
Na kinukulong, pinapakawalan, at kinukulong nang panibago
Hanggang sa huling patak ng dugo at huling silakbo
Ang lahat ng nagmamahal sa akin, pinupuri ko.

**Ibis**

Oo, tutungo ako sa lilim na maputik
O kamatayang tiyak, siya nawa!
Nakamamatay na Latin, salitang kahindik-hindik
Ibis, mga ibong sa pampang ng Nil nagmula.

**Ang Baka**

Itong kerubin ay sumasambit ng papuri,
Mula sa langit, kung saan, mga anghel ang katabi,
Tayo'y muling mabubuhayan, aking mga kaibigan,
Kapag ang Mabuting Panginoon, ito'y kalulugdan.

*Nagtapos si **Camillo Nogoy** ng kursong Pilosopiya sa Pamantaang Ateneo de Manila at ng MA French sa Unibersidad ng Pilipinas Diliman. Kumuuha siya ngayon ng Ph.D. sa Filipino*

**Talahuli**

[1] GreekMythology.com. (2018, October 31). *Orpheus - Greek Mythology*. Greek Mythology. https://www.greekmythology.com/Myths/Mortals/Orpheus/orpheus.html#:%7E:text=Orpheus%20was%20a%20musician%2C%20poet,when%20he%20was%20an%20adolescen.

[2] Britannica. (1999b, May 27). *Guillaume Apollinaire | French poet*. Encyclopedia Britannica. https://www.britannica.com:443/biography/Guillaume-Apollinaire

[3] Britannica. (1998a). *France - Society and culture under the Third Republic*. Encyclopedia Britannica. https://www.britannica.com:443/place/France/Society-and-culture-under-the-Third-Republic.

[4] *Le Bestiaire*. (2014). Observatoire de La Vie Littéraire. https://obvil.sorbonne-universite.site/corpus/apollinaire/apollinaire_bestiaire.

[5] *Le Bestiaire*. (2014). Observatoire de La Vie Littéraire. https://obvil.sorbonne-universite.site/corpus/apollinaire/apollinaire_bestiaire.

[6] *Le Bestiaire*. (2014). Observatoire de La Vie Littéraire. https://obvil.sorbonne-universite.site/corpus/apollinaire/apollinaire_bestiaire.

[7] Britannica. (2013, April 18). *bestiary | medieval literary genre*. Encyclopedia Britannica. https://www.britannica.com/art/bestiary-medieval-literary-genre

[8] Santos, R. (2015, February 26). *FAST FACTS: The Many Firsts in PH History, Courtesy of France*. Rappler. https://www.rappler.com/world/europe/fast-facts-philippine-france-relations

[9] Giverne, V. (n.d.). *Guillaume Apollinaire, Textes - Le Bestiaire ou Cortège d'Orphée*. Sur Guillaume Apollinaire. http://vincent.giverne.free.fr/bestiaire.htm

[10] Vázquez, A. S., & Kattau, C. (2011). Painting as Language. *Art in Translation*, *3*(2), 129–147. https://doi.org/10.2752/175613111x12988932045553

[11] Ayon sa papel na "On Linguistic Aspects of Translation" ng linggwistang si Roman Jakobson, ang interlingual translation ay ang pagsasalin mula sa isang wika tungo sa ibang wika, samantalang ang intralingual translation ay ang pagsasaling nagaganap gamit lamang ang isang wika.

[12] Isang rehiyon ng mga Balkan, sa Timog-Silangang Europa.

[13] Isang maliit na hayop na nabubuhay sa tubig na makikita lamang gamit ang isang mikroskop.

[14] Sa mitolohiyang Norse, ang mga langaw na *ganiques* ay itinuturing na mga masasamang espiritung nasa ilalim ng kontrol ni Noaaid.

**Mga Sanggunian**

Apollinaire, G. (1819). *Le Bestiaire Ou Cortège d'Orphée* [E-book]. https://www.gutenberg.org/files/60199/60199-h/60199-h.htm

Bohn, W. (2004). Contemplating Apollinaire's "Bestiaire." *The Modern Language Review*, *99*(1), 45–51. https://doi.org/10.2307/3738864

Britannica. (1998a). France - Society and culture under the Third Republic. *Encyclopedia Britannica*. https://www.britannica.com:443/place/France/Society-and-culture-under-the-Third-Republic

Britannica. (1998b, July 20). Raoul Dufy | French painter. *Encyclopedia Britannica*. https://www.britannica.com:443/biography/Raoul-Dufy

Britannica. (1999a). French literature - From 1900 to 1940. *Encyclopedia Britannica*. https://www.britannica.com:443/art/French-literature/From-1900-to-1940

Britannica. (1999b, May 27). Guillaume Apollinaire | French poet. *Encyclopedia Britannica*. https://www.britannica.com:443/biography/Guillaume-Apollinaire

Britannica. (2013, April 18). bestiary | medieval literary genre. *Encyclopedia Britannica*. https://www.britannica.com/art/bestiary-medieval-literary-genre

Eugenio, D. L. (1985). Philippine Folktales: An Introduction. *Asian Folklore Studies*, *44*(2), 155. https://doi.org/10.2307/1178506

Giverne, V. (n.d.). Guillaume Apollinaire, Textes - Le Bestiaire ou Cortège d'Orphée. *Sur Guillaume Apollinaire.* http://vincent.giverne.free.fr/bestiaire.htm

GreekMythology.com. (2018, October 31). Orpheus - Greek Mythology. *Greek Mythology*. https://www.greekmythology.com/Myths/Mortals/Orpheus/orpheus.html#:%7E:text=Orpheus%20was%20a%20musician%2C%20poet,when%20he%20was%20an%20adolescen.

*Le Bestiaire*. (2014). Observatoire de La Vie Littéraire. https://obvil.sorbonne-universite.site/corpus/apollinaire/apollinaire_bestiaire

Lelièvre, D. (n.d.). Les enjeux de la réécriture autour du Bestiaire ou cortège d'Orphée de G. Apollinaire. *Cairn.info*. https://www.cairn.info/revue-le-francais-aujourd-hui-2004-1-page-62.htm

Mathews, T., & Kay, S. (2020). *The Modernist Bestiary*. Amsterdam University Press.

Munday, J. (2016). *Introducing Translation Studies*. Routledge.

New World Encyclopedia. (2008, November 6). *Guillaume Apollinaire - New World Encyclopedia*. https://www.newworldencyclopedia.org/entry/Guillaume_Apollinaire

Reed, S. (2015, November 19). From Poetry to Songs: Hare, Rabbit and Sirens in Apollinaire's Bestiary. *European Studies Blog*. https://blogs.bl.uk/european/2015/11/from-poetry-to-songs.html

Santos, R. (2015, February 26). FAST FACTS: The Many Firsts in PH History, Courtesy of France. *Rappler*. https://www.rappler.com/world/europe/fast-facts-philippine-france-relations

University of Aberdeen. (n.d.). What is a Bestiary. *The Aberdeen Bestiary*. https://www.abdn.ac.uk/bestiary/what.php

Vázquez, A. S., & Kattau, C. (2011). Painting as Language. *Art in Translation*, *3*(2), 129–147. https://doi.org/10.2752/175613111x12988932045553

Vinay, J., & Darbelnet, J. (1995). *Comparative Stylistics of French and English: A Methodology of Translation*. John Benjamins Publishing Co.